# Panimula

Ang pag-aasawa ay isa sa pinakamahalagang isyu na hinarap ng islam at inilatag ang kanyang pundasyon, dahil may malaking epekto ito sa indibidwal at lipunan kumpara sa noong hindi pa laganap ang Islam.

Ang Islam ay inaanyahan ang lalaki at babae na mag asawa Ang Sugo ﷺ (SAW) ay nagsabi *(( Oh kayung mga binata, sino sa inyo ang may kakayahan gumasto ( kabuhayan) mag asawa kayo , dahil ang pag aasawa ay naghahadlang sa maruming pagnanasa at mas mainam na makakabuti sa masilang katawan))* (1).

Kinilala ng sikolohiya na ang isang tao ay may mga pagnanasa at hilig, tulad ng sekswal na pagnanasa, na maaari lamang makuntento sa pamamagitan lamang ng pagtatalik.

Ang pagpapakasal o pag iisang dibdib ay kabilang sa mga mahalagang okasyon na mararamdaman ng isang tao sa buong buhay nya, dahil mayroon makakamit na maraming karanasan sa buhay ng tao katulad ng pamilya, pamana, na maiiba ang daan ng pamumuhay, natapos ang munting aklat na ito para sa mga bagong yumakap sa islam na gustong mag asawa dahil ang munting aklat na ito ay naglalaman ng mga probisyon ng Islam patungkol sa pag aasawa sa napakadaling intindihin at napaka ikli na

( 1 ) na iulat nila bukhari at muslim

nababagay sa libil ng isang normal na tao nang walang pagpapahaba at pagdedetalye.

Sinabi ng ﷲ Allah na Makapangyarihan sa lahat: *"At kukuha ako mula sa iyo ng isang mabigat na pakta."* (2)

## Ang pakikipag-ugnay

-Naka-ugalian na ang pag-aasawa ay pinangungunahan ng isang pakikipag-ugnay , at ang pakikipag-ugnay ay nangangahulugang humihingi ng kasal.

- Maaaring hilingin ng lalaki ( na gustong makipag-ugnay) na makita ang ( babae ) na nais niyang pakasalan sa pagkakaroon ng isa sa kanyang mga kamag-anak , at maaaring niyang tingnan ang alin man na makaakit sa kanya tulad ng kanyang mukha, buhok, at parte na kanyang kamay.

- Hindi pinapayagan na magkasama ang isang lalaki at babae hanggat hindi pa sila kasal ni paghawak man lang.

- Hindi pinapayagan na ipanukala ang pag-aasawa sa isang babaeng mayroon ng unang nanukala sa kanya..

( [2] ) Sura An-nisa (21)

**Hindi makukumpleto ang pag-aasawa hanggat hindi maipapatupad ang mga sumusunod:**

**1- Pormula:** [3]

Halimbawa:

Sasabihin ng ama ng babae sa kanyang magiging asawa: Kinasal kita sa aking anak na si Maryam… halimbawa.

Sasagutin ngayon ng lalaki ng ganito: Tinanggap ko na asawa ko ang iyong anak na si Maryam… halimbawa.

**2- Ang pahintulot ng tagapag-alaga:**

Hindi pinapahintulutan ang isang babae na magpakasal na walang pahintulot ang kanyang mga magulang kahit na itoy nagka-idad na.

**Ang tagapag-alaga ay**:

Ang anak ng babaeng ikakasal pagkatapos ay ang anak ng kanyang anak na lalaki, kung wala, ay ang kanyang ama, kung wla pa rin, ay ang kanyang kapatid na buo, ( sa ama at sa nanay ) kung kung wala pa rin ay ang kanyang kapatid (mula sa ama) kung wala pa rin ay ang anak naman ng kanyang kapatid na buo sa nanay at tatay, kung wala pa rin ang anak ng kanyang kapatid sa tatay lamang, kung wala pa rin ang kanyang mga tiyuhin, ngayon kung wala pa rin yan lahat, ang hukom na ang magiging tagapag-alaga.

---

( 3 ) Artikulo (8) sa batas sa Kuwaiti:
(Ang pag-aasawa ay ang pagpapatanggap ng tagapag-alaga o sinumang tumatayo para sa kanya. at pagpapasagot o pagtanggap ng lalaki

(Naayos ayon sa batas)

3- Pagkakaroon ng dalawang saksi na mga Muslim at maalam [4]

4- Pagiging ligtas sa mga sagabal na naayon sa batas ng Islam, at ang mga sagabal ay dalawang uri:

A - Isang permanenteng balakid. (Iyon ay, hindi pinapayagan na pakasalan ang alinman sa mga taong ito sa anumang paraan)

B- Pansamantalang balakid. (Iyon ay, hindi pinahihintulutang mag-asawa maliban lang kung matanggal na yong sinasabing balakid).

**A. Mga permanenteng balakid:**

- Ina at mga lola.

- Mga kapatid.

- Ang iyong mga anak na babae,at ang mga anak ng mga anak mong lalaki, at ang mga anak na babae ng anak mong babae.

- Ang iyong mga tiyuhin, tiyuhin ng iyong ama, mga tiyuhin ng iyong ina, mga tiyuhin ng lolo, at mga tiyuhin ng lola.

- Ang iyong mga tiyahin, mga tiyahin sa ama, mga tiyahin sa ina,mga lola ng lolo, lola ng lola.

---

( 4 ) Artikolo (11) sa batas ng kuwait.
A- Ang bisa ng kasal ay nangangailangan ng pagkakaroon ng dalawang mga saksi na mga muslim may sapat na gulang mabuting tao at kalalakihan na parehong nakakakinig sa mga salita at naiintindihan nila kung ano ang ibig sabihin nito.

- Mga anak na babae ng kapatid, mga anak na babae ng kanilang mga anak na lalaki, anak na babae ng kanilang mga anak na babae.

At isa pang halimbawa doon sa mga nagpapasuso ( kung natutugunan nito ang mga kinakailangang kondisyon para sa nagpapasuso )

- Ang mga asawa ng mga tatay at mga lolo at lola.

- Ang mga asawa ng mga anak.

- Nanay ng asawang babae at ang lola niya.

- Ang mga anak na babae ng asawa, mga anak ng kanyang mga anak na lalaki, mga anak na babae ng kanyang mga anak na babae. (Ang kalagayan ng pakikipagtalik sa asawa)

**B. Mga pansamantalang Balakid:**

- Pag-aasawa ng babaeng muslima sa lalaking hindi muslim, pero kapagka nagbalik loob sa Islam saka papayagan.

- Pag-aasawa ng lalaking muslim sa babaeng di-Muslim, hindi Judiyo, o hindi Kristiyanong babae.Kung siya ay nagbalik sa Islam o naging Judio o Kristiyano, pinapayagan na pakasalan siya.

- Pag-aasawa ng lalaki sa asawa ng may asawa o yong babae ay kasalukuyang nasa pag mamay-ari pa ng ibang lalaki, at kung siya ay naging hiwalay na at natapos na ang kanyang panahon, pinahihintulutan ng pakasalan siya.

- Pag-aasawa ng lalaki sa panglimang babae (kung siya ay mayroon ng apat na asawa)

- Pag-aasawa ng lalaki sa kanyang asawa na tatlong beses na niyang hiniwalayan, maliban lang kung ang babae ay

nakapag-asawa ng ibang lalaki at humantong na sa puntong may-bisa na yung kanilang kasal, at pagkatapos ay naghiwalay sila at natapos yong bisa ng kanilang hiwalayan.

**4- Ang pahintulot ng lalaki at babae sa kasal sa bawat isa.**

**5- Ang DORE:**[5]

Ang ibinibigay ng lalaki sa isang babae na may layuning pakasalan siya.

Sapagkat sinabi ni ﷻ ALLAH SWT: "*At ibigay sa mga kababaihan ( na inyong mapapangasawa ) ang kanilang mahr ( dore )* " Surat An-Nisa '(4)

Walang tiyak na halaga ang dore, ngunit kung ano yong pinagkasunduan ng dalawang panig marami man ito o konti[6]

Pinaka mainam na dore ay yong katamtaman lang.

**Ang Dore ay may dalawang uri:**

A. Nararapat na maibigay ng isang lalaki sa oras ng kanyang kasal. (Mandatory)
B. Ipinagpaliban, ang nararapat sa asawa kung maganap ang diborsyo o sa pagkamatay ng asawa, nararapat lang sa kanya alinman ang una sa mga pangyayari. [7] (Ang uri na ito ay opsyonal)

( [5] ) Artikulo (52) sa batas ng Kuwaiti:
( Nararapat na maibigay ang dore sa babae para matanto ang tamang proseso ng kasal )
( [6] )Artikolo (53) sa batas ng kuwait
( Walang tamang sukat ang dore mapalaki man ito o mapababa )
( [7] ) Artikolo (57) sa batas ng kuwait
( Ang pagka antala ng dore ay ginugol sa pinakamalapit na termino: Pgkanulo o kamatayan )

- **Nararapat sa pag-aasawa ang alinman sa mga sumusunod:**

**1- Ang Gastos:**

Na ginugol ng lalaki sa kanyang asawa na kailangan niya mula sa mga pangunahing bagay tulad ng pagkain, inumin, pabahay at damit (sa loob ng mga limitasyon ng kanyang kakayahan), kahit na ang asawa ay mayaman[8]

Ang hadith ng Propeta, nawa ang panalangin ng ﷲ ALLAH at ang kapayapaan ay nasa kanya: *(Sa inyo ( mga lalaki ) nakasalalay ang pag-gastos sa mga babae maging ang kanilang pananamit sa malinis na paraan)*[9]

2- **Isa sa mga bunga ng kasal (mana).**

Kung saan nagmamana ang asawa (lalaki) mula sa kanyang asawa, (babae) at ang asawa(babae) ay nagmamana mula sa kanyang asawa(lalaki) sa pagkamatay ng isa sa kanila, hindi nararapat ni isa sa dalawang mag-asawa na pagbawalan ang bawat isa sa nasabing mana.

---

( 8 ) Artikulo (71) sa batas ng Kuwaiti:
(Kinakailangan ang pagtustos ng lalaki sa kanyang asawa pagkatapos ng pag iisang dibdib kahit na sabihin pa nating magkaiba sa pananampalataya kung malugod niyang ibinahagi ang kanyang sarili.
Artikulo (57) sa batas sa Kuwaiti:
(Kasama sa pagtustos ang pagkain, damit, tirahan, at mga kaugnay na medikal na paggamot, serbisyo, atbp tulad ng bawat nakasanayan)
Artikulo (76) sa batas sa Kuwaiti:
(Tinatantya pagtustos naayon sa kakayahan ng lalaki madali man ito o mahirap, inaayon din ito sa sitwasyon ng babae, na hindi naman masyadong mababa sa kakayahan ng babae).
( 9 ) Salaysay ni Muslim

3- **Kapag ang isang lalaki ay nagpakasal sa isang babae, ang isang bagong relasyon ay magkakaroon ng tinatawag na panibagong koneksyon sa nanay ng kanyang asawa maging sa kanyang lola (na naiiba sa ibang mga batang babae).**

Iyon ay, kapag ang isang lalaki ay nag-aasawa sa isang babae, pinapayagan na siyang tumingin sa ina at lola ng kanyang asawa, at pakikipagsalamuha kasama nila maging sa paglalakbay.

At mahigpit na pinagbabawal sa kanya na pakasalan sila.

4- **Ang Sekswal na kasiyahan:**

Kung saan nasisiyahan ang bawat isa sa kanilang paglalaro bago magtalik, at silay ginagantimpalahan sa mga bagay na pinagsasamahan nila.

**Ang ilang mga probisyon o alituntunin ng mag-asawa:**

A - Pinapayagan na magkaroon ng pakikipagtalik sa anumang paraan o posisyon.

B- Hindi pinapahintulutan ang pakikipagtalik kapagka nasa oras ng regla ang babae.

C- Hindi rin pinapahintulutan ang pakikipagtalik na pinapadaan sa puwet ng babae.

D- Hindi rin pwedi na aayawan ng babae ang kanyang asawa kapagka gusto nitong sumiping.

### 5- Magandang pakikitungo ng bawat isa sa mag-asawa.

Sabi ng ﷻ ALLAH swt. *( at silay pakikitunguhan ninyo ng pawang magaganda lamang )*[10]

- **Kabilang sa mga magagandang pakikitungo**:

- Huwag iutos sa mga babae yaong mga bagay na hindi abot ng kanilang kakayahan.
- Pagkonsulta sa mga bagay na may koneksyon sa pamilya.
- Pagbibigayan ng regalo sa pagitan ng dalawang mag-asawa kahit maliliit na mga bagay.
- Paglibang ng lalaki sa kanyang asawa tulad ng pagpapasyal sa ibang lugar at pagbisita sa mga kamag-anak.
- Magandang pakikitungo ng babae sa magulang ng kanyang asawa ganundin ang lalaki.

### 6- Pamumuno ng pamilya ay mapupunta sa lalaki:

Hindi nararapat sa babae na makipagtalo sa kanyang asawa patungkol sa pamumuno ng pamilya. Hindi nangangahulugang paghihimagsik ng asawa laban sa kanyang asawa bagkos bilang konsultasyon sa kanyang asawa, ang pangangalaga ay isang responsibilidad at utos.

Yan ang isang napakahalagang bagay na dapat gampanan ng mga babae.

( 10 ) Sura An-nisa ( 19 )

Sabi ni ﷻ ALLAH swt. *( ang mga lalaki ang yaong malalakas kaysa mga babae )*[11]

Sabi ni ﷻ ALLAH swt. ( at ang mga kalalakihan ay may kalamangan kaysa mga kababaihan )[12]

( 11 ) Sura An-nisa ( 34 )
( 12 ) Sura Al-Baqara ( 228 )

# Ang Konklusyon

Pinapa-alala sa mag-asawa na ang buhay mag-asawa ay hindi nawawalan ng mga problema, kung kaya't kinakaylangan ang pagtitiis at pagsasa walang tanaw sa mga kamalian at pagpapa-alala sa mga mahahalagang bagay at syempre andyan palagi yong takot sa puong maykapal ang ﷲ ALLAH swt.

Gusto ko lang ipa-alala sa inyo ang sabi ng ﷲ ALLAH swt. Sa banal na Qur-an *( at ang pagpapatawad ay mas malapit sa pagiging banal, at h'wag ninyong kalimutan yaong mga biyaya sa inyo, katotohanan ang ﷲ ALLAH swt. Nakikita at nalalaman niya ang inyong mga ginagawa )*[(13)]

At gusto ko ring ipa-alala sa inyo ang pulong ni Propeta Mohammad ( SAW) *:( bilang isang mananampalataya h'wag gawing dahilan ang mabilis na pagkagalit sa kapwa mo mananampalataya dahil kung mayron man hindi kanais nais na ugali, mayron ding mga magagandang ugali at doon ka magfocus )*[(14)]

At bilang pagtatapos, akoy uma-asa na sana tatanggapin ng ﷲ ALLAH swt. Ang mga gawaing mata-imtim at walang halong pagsuway sa dakilang tagapaglikha ang ﷲ ALLAH swt…

( 13 ) Sura Al-baqara ( 237 )
( 14 ) Pagsasalaysay ni Muslim.

# INDEX

**Paksa** **Pahina**

